# HADEETH
# 1

# حـديـث

**[باللغة الفلبينية (تجالوج)]**


**تـرجمـة :**
**محمد طه علي**
**المكتب التعاوني للدعوة و الإرشاد وتوعية الجاليات بالربوة – الرياض**

**Isinalin sa Wikang Tagalog ni:**
**MUHAMMAD TAHA ALI**
Islamic Propagation Office in Rabwah – Riyadh

**مـراجـعـة :**
**عبد الرشيد بن محمد إلياس عبد الله فالينا**
**الجامعة الإسلامية بالمدينة المنورة**

**Sinuri at Isina-ayos ni:**
**GREGORIO *'ABDUR RASHEED* VALLENA III**
Islamic University in Al-Madinah Al-Munawwarah

# TALAAN NG MGA ARALIN

# HADEETH 1:
# MABUTING PANANALITA AT MAALIWALAS NA PAGMUMUKHA

عَنْ أَبِي ذَر رضي الله عنه قَالَ: **قَالَ لِي النّبِيّ** صلى الله عليه وسلم: ((**لاَ تَحْقِرَنّ مِنَ الْمَعْرُوفِ شَيْئاً، وَلَوْ أَنْ تَلْقَى أَخَاكَ بِوَجْهٍ طَلْقٍ**)) رواه مسلم[1]

**Mula kay *Abu Dharr* (Raa – *radiyallahu 'anhu* – kalugdan nawa siya ni Allah ) siya ay nagsabi: Sinabi sa akin ng Propeta (صلى الله عليه وسلم): *"Huwag na huwag mong maliiint ang anumang kabutihan, maging ito man ay ang pagsalubong sa iyong kapatid sa pamamagitan nang maaliwalas na mukha."*** Isinalaysay ni Muslim

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu Dharr Jundub bin Junaadah Al-Ghifaary* – isa sa mga *Sahabah* (kasamahan ng Propeta صلى الله عليه وسلم) na iwinaksi ang mga karangyaan ng buhay na ito para sa Kabilang-Buhay. Isa rin siya sa mga *Muhajireen* (mga lumikas mula sa *Makkah* patungong *Madinah* para ipamuhay ang Islam). Siya ay isa sa mga naunang yumakap sa Islam at nagtataglay ng maraming mabubuting katangian. Siya ay namatay noong taon 32 Hijrah sa panahon ng pamumuno ni Khalifah Uthman (Raa – *radiyallahu 'anhu* – nawa'y kalugdan siya ni Allah).

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Itinuturo sa atin ng Hadeeth na ito na nararapat sa isang Muslim na huwag ipagkait ang anumang magandang gawaing Islamiko at harapin mga kaibigan sa pamamagitan ng magandang pagmumukha – masaya at nakangiti. Dahil ang kaanyuang panglabas ng tao ay sumasalamin sa kanyang kaanyuang pangloob. Ang pagtanggap sa mga kapatid (kamag-anak o ibang tao) sa gayong pamamaraan ay nakapagpaparamdam sa kanila ng pagmamahal at kaligayahan.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Huwag ipagkait ang kabutihan kahit ito ay napakaliit na bagay.
2- Pagpapairal ng pagkamaamo at masayang pagmumukha sa mga kaibigan.
3- Pagpapayo sa mga bagay na nakapagpapatibay ng mga ugnayang pang-Islam na kapatiran.
4- Ang masayang pagmumukha sa harap ng iyong kapatid ay isang kabutihan.

[1] صحيح مسلم : حديث رقم (6637)

## HADEETH 2:
## ANG TAGAPAG-ANYAYA SA KABUTIHAN O KASAMAAN AY MAGTATAMO NG KATULAD NG SA KANILANG MGA TAGASUNOD

عَنْ أَبِي هُرَيْرَةَ رضي الله عنه , أَنّ رَسُولَ الله صلى الله عليه وسلم قَالَ: ((مَنْ دَعَا إِلَى هُدًى، كَانَ لَهُ مِنَ الأَجْرِ مِثْلُ أُجُورِ مَنْ تَبِعَهُ، لاَ يَنْقُصُ ذَلِكَ مِنْ أُجُورِهِمْ شَيْئاً. وَمَنْ دَعَا إِلَى ضَلاَلَةٍ، كَانَ عَلَيْهِ مِنَ الإِثْمِ مِثْلُ آثَامِ مَنْ تَبِعَهُ، لاَ يَنْقُصُ ذَلِكَ مِنْ آثَامِهِمْ شَيْئًا)). رواه مسلم[2]

**Mula kay *Abu Hurayrah* (Raa) siya ay nagturan: Tunay na ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi:** ***"Sinumang nag-anyaya sa Patnubay – mapapasa-kanya ang gantimpala na katulad ng mga gantimpala ng sinumang sumunod sa kanya – ni hindi iyon makababawas ng anuman mula sa kanilang mga gantimpala. (Gayundin) at ang sinumang nag-anyaya sa Pagkaligaw – mapapasa-kanya ang kasalanan na katulad ng mga kasalanan ng sinumang sumunod sa kanya – ni hindi iyon makapagbabawas ng anuman mula sa mga kasalanan nila.''*** Isinalaysay ni Muslim

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abdur Rahman bin Sakhr Ad-Dawsy* – yumakap sa Islam noong Taon ng *Khaibar* (ika-7 taon ng Hijrah). Siya ay namalagi sa piling ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) dahil sa masidhing paghahangad sa kaalaman. Isa siya sa mga *Sahaba* na pinaka-maraming naisa-ulong Hadeeth.

**Pangkalahatang kahulugan ng Hadeeth:**
Hinihikayat ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) patungo sa wastong landas ang kanyang mga tagasunod sa pamamagitan ng paggawa ng kabutihan at pag-anyaya rito. At tunay na ang sinumang makapagtuwid ng iba sa wastong patnubay, kanyang nakamtan ang dakilang gantimpala mula kay Allah – kaluwalhatian sa Kanya – nang hindi maibabawas ang gantimpalang ito mula sa mga gantimpala ng sinumang sumunod sa kanya. (Ang sinumang nagturo sa kabutihan, magka gayon mapapasa kanya ang katulad ng mga gantimpala ng sinumang nagsagawa nito). Gayundin naman, sinumang mag-udyok sa isang tao upang gumawa ng kasalanan – kahit napakaliit nito – o mag-utos nito at makipagtulungan sa pagsagawa nito, samakatuwid, mapapasa-kanya ang kasalanang katulad ng mga kasalanan ng sinumang sumunod sa kanya.

Ngayon, papaaano naman yaong mga humahadlang sa batas ni Allah? At nagsasagawa ng panibagong alituntunin (*bid'ah*) sa Relihiyon? At tumatalima sa mga kaisipang maka-*ateista* (kawalang-paniniwala sa Diyos) na maninira (at lumalabag sa kaisahan ng Diyos)? Lahat sila ay lumabag sa Banal na Aklat ni Allah at naligaw mula sa matuwid na landas. Mapapasa-kanila ang kasalanang bunga ng mga kalihisang ito na siyang dahilan ng paglihis (patungo sa Pagkaligaw) ng maraming kabataan mula sa katotohanan at matuwid na Landas ni Allah.

[2] صحيح مسلم : حديث رقم (6750)

**Mga Aral mula sa Hadeeth.**

1- Kahalagahan ng pagtuturo ng kabutihan, pagtagubilin nito, at pagtatamasa ng gantimpala para gawaing ito mula kay Allah – dito sa Mundo lalo’t higit sa Kabilang-Buhay.

2- Tunay na ang gantimpalang ipinagkaloob sa nag-anyaya sa kabutihan ay hindi maibabawas mula sa mga gantimpala ng sinumang sumunod sa kanya.

3- Gayundin, ang kasalanang makukuha ng nag-anyaya sa kasamaan ay hindi maibabawas mula sa kasalanan ng sinumang sumunod sa kanya.

3- Mahigpit na babala sa sinumang nag-anyaya sa *Bid'ah* (mga pagbabagong walang katibayan sa Pananampalataya) o pagkaligaw na siyang dahilan ng paglihis ng mga tao mula sa katotohanan.

## HADEETH 3:
## PAGBABAWAL SA PAGKAPOOT AT PAGKA-MAINGGITIN

عن أنس بن مالك رضي الله عنه **أنّ رسولَ الله صلى الله عليه وسلم قال: (( لا تَباغَضوا ولا تحاسدوا ولا تدابَروا، وكونوا عبادَ اللهِ إخواناً، ولا يَحلّ لمسلم أن يَهجُرَ أخاه فوقَ ثلاثةِ أيام))** متفق عليه[3]

**Mula kay *Anas bin Malik* (Raa) ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Huwag kayong masuklam sa isa't isa, huwag kayong mainggit sa isa't isa, at huwag magtalikuran sa bawat isa – at maging alipin ni Allah na mga magkakapatid. At hindi nararapat sa isang Muslim na talikuran ang kanyang kapatid nang higit sa tatlong araw."*** Isinalaysay ni Al-Bukhary at Muslim.

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu Hamzah Anas bin Malik Al-Ansariy* – tagapaglingkod ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم). Marami siyang naiulat na Hadeeth. Siya ay namatay sa ika-92 sa taon ng Hijrah (kalugdan nawa siya ni Allah).

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Itinuturo sa atin ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) kung paano dapat maging tunay na magkakapatid – nagmamahalan, nagkakalapit-lapit, at nagtuturingan sa isa't isa na mga tunay na magkakapatid. Ang bawat isa sa atin ay nararapat na makitungo sa kapwa sa mabuting pamamaraan. Ang Islam ang gagabay sa atin tungo sa marangal na mga kaugalian at maglalayo sa atin sa mga kasamaan. Ito rin ang mag-aalis ng pagkasuklam at pagkapoot ng ating mga kalooban sa ating mga kapatid at gagawin ang ating mga kilos na maging marangal. Ipinahihiwatig din dito na ang bigkis ng kapatiran sa Islam ay higit na matibay kaysa bigkis ng lahi at dugo. Sapagkat ang ugat nito ay ang Pananampalataya kay Allah. Kaya hindi nararapat sa isang Muslim na tanggihan ang kanyang kapatid o talikuran ito nang higit sa tatlong araw sa dahilang hindi katanggap-tanggap sa Islam. Ito ay upang huwag humantong ang taong tinalikuran o tumalikod sa pagsalungat sa Relihiyon.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Pagbabawal sa pagkasuklam, pagka-inggit, pagtalikod, at pagputol ng ugnayang pangkapatiran sa Islam.
2- Pagbabawal sa pamiminsala sa isang Muslim sa lahat ng uri o pamamaraan nito.
3- Pagbabawal sa pagtalikod ng isang Muslim sa kanyang kapatid nang higit sa tatlong araw.
4- Pag-uutos sa pagkakaroon ng tunay na kapatiran at pagkakalapit ng mga Muslim.

[3] صحيح البخاري : حديث رقم (5840)

## HADEETH 4 :
## ILAN SA MAGAGANDANG ASAL SA PAGKAIN AT PAG-INOM

عن عُمَرَ بْنِ أَبِي سَلَمَةَ. قَالَ: كُنْتُ فِي حَجْرِ رَسُولِ اللّهِ صلى الله عليه وسلم، وَكَانَتْ يَدِي تَطِيشُ فِي الصّحْفَةِ. فَقَالَ لِي: (( يَا غُلاَمُ سَمِّ اللّهَ، وَكُلْ بِيَمِينِكَ، وَكُلْ مِمّا يَلِيكَ» . رواه مسلم[4]

**Mula kay *Umar bin Abi Salaamah* (Raa) siya ay nagsabi: Noong nasa ilalim pa ako ng pangangalaga ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم), (habang kumakain) ang aking kamay ay palipat-lipat sa ibat-ibang bahagi ng pinggan. Kaya't sinabi niya sa akin: *"O Bata! banggitin mo ang pangalan ni Allah (Bismillah,) kumain sa pamamagitan ng iyong kanang-kamay, at kumain mula sa anumang malapit sa iyo."*** Isinalaysay ni Muslim

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Umar bin Abi Salaamah*, lumaki sa loob ng pamamahay ng Sugo (صلى الله عليه وسلم). Ipinanganak siya noong ikalawang taon sa Hijrah. Hinirang bilang *ameer* (pinuno) sa Bahrain ni Ali bin Abi Talib. Namatay sa Madinah noong ika-83 sa taon ng Hijrah.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang Hadeeth ay katunayan sa pagbanggit ng ***"Bismillah"*** bago kumain at pagsubo sa pamamagitan ng kanang-kamay. At katunayan din sa pagbabawal sa pagkain at pag-inom sa pamamagitan ng kaliwang-kamay dahil ito ay gawain ni Satanas. Ang isang Muslim ay inu-obliga na umiwas sa landas ng mga taong palasuway – lalong-lalo na kay Satanas. Gayundin, mainam para sa isang Muslim na kumain mula sa pinakamalapit na pagkain sa kanya.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Pag-uutos sa pagbanggit ng ***"Bismillah"*** bago mag-umpisa sa pagkain.
2- Kapag nakalimutan sa umpisa ang ***"Bismillah"***, sabihin: ***"Bismillahi Awwaluhu Wa Aakhiruhu"***.
3- Kumain at uminom lamang sa pamamagitan ng kanang-kamay.
4- Pagsasabi ng ***"Alhamdulillah"*** pagkatapos ng pagkain at pag-inom.
5- Kumain lamang mula sa anumang pagkain na malapit sa iyo.

[4] صحيح مسلم : حديث رقم (5221)

# HADEETH 5: ILAN SA KAGANDAHANG-ASAL SA PAGBAHIN

عن أبي هريرةَ رضيَ الله عنه **عنِ النبيّ صلى الله عليه وسلم قال: (( إذا عطَسَ أحدُكم فَلْيَقُلِ الحمدُ لله، وليقلْ له أخوه أو صاحبُه: يَرحَمُكَ الله، فإذا قال له يَرحَمُكَ الله، فليقل: يَهديكُمُ اللهُ ويُصلِحُ بَالَكُم))** رواه البخاري[5]

**Mula kay *Abu Hurayrah* (Raa) siya ay nagturan: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Kapag bumahin ang isa sa inyo, dapat magsabi ng: "Alhamdulillah," at dapat sabihin sa kanya ng kanyang kapatid o kasama: "Yarhamukallah," at kapag sinabi sa kanya ang "Yarhamukallah" dapat niyang sabihin: "Yahdeekumullaah Wa Yuslehu Baalakum."*** Isinalaysay ni Al-Bukhary

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan sa laki ng biyaya ni Allah sa bumahin – naibibilang iyon sa mga kabutihang maipagkakaloob sa kanya. Nagpapahiwatig din ito sa kadakilaan at kagandahang-loob ni Allah sa Kanyang alipin. Dahil tunay na Siya ang nag-alis ng kapinsalaan mula sa kanyang alipin sa pamamagitan ng pagbahin. Gayundin, itinagubilin sa kanya na magpuri kay Allah – kung saan – siya ay gagantimpalaan rin para rito. Itinagubilin din ang panalangin ng kabutihan para sa taong humiling para sa kanya ng kabutihan at paghiling rin nito ng kabutihan para sa kanya. Ang pagbahin ay biyaya at kabutihan sapagkat sa pamamagitan nito lumabas ang mga munting mikrobyo na nasa loob ng kanyang katawan. Kung sakaling ito ay nanatili, maaari itong magdulot ng karamdaman. Kaya't ipinag-utos ni Allah ang pagpuri sa Kanya dahil sa biyayang ito.

**Mga Aral mula sa Hadeeth:**
1- Pagbababa ng boses sa pagbahin sa abot ng kakayahan.
2- Paglagay ng kamay o panyo sa bibig sa kapag babahin.
3- Pagsabi ng bumahin ng ***"Alhamdulillah."***
4- Pagsabi ng ***"Yarhamukallah"*** ng sinumang nakarinig sa bumahin nagpuri kay Allah.
5- Pagsabi ng ***"Yahdeekumullaho wa yuslihu baalakum"*** ng bumahin na sinabihan ng ***"Yarhamukalla."***
6- Pag-uutos sa panalangin para sa taong bumahin, kung saan tunay na matatagpuan ang pagmamahalan at pagkaka-isa sa pagitan ng mga Muslim.

[5] صحيح البخاري : حديث رقم (5989)

# HADEETH 6:
# PAG-AANYAYA SA KATAPATAN
# AT PAGBABALA SA KASINUNGALINGAN

عن عبدالله بن مسعود قَالَ: **قَالَ رَسُولُ اللّهِ صلى الله عليه وسلم:** (( **عَلَيْكُمْ بِالصّدْقِ، فَإِنّ الصّدْقَ يَهْدِي إِلَىَ الْبِرّن وَإِنّ الْبِرّ يَهْدِي إِلَىَ الْجَنّةِ، وَمَا يَزَالُ الرّجُلُ يَصْدُقُ وَيَتَحَرّىَ الصّدْقَ حَتّىَ يُكْتَبَ عِنْدَ اللّهِ صِدّيقاً. وَإِيّاكُمْ وَالْكَذِبَ، فَإِنّ الْكَذِبَ يَهْدِي إِلَىَ الْفُجُورِ، وَإِنّ الْفُجُورَ يَهْدِي إِلَىَ النّارِ، وَمَا يَزَالُ الرّجُلُ يَكْذِبُ وَيَتَحَرّىَ الْكَذِبَ حَتّىَ يُكْتَبَ عِنْدَ اللّهِ كَذّاباً**)) رواه مسلم[6]

**Mula kay *Abdullah bin Mas'ood* (Raa) siya ay nagsabi: Ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Maging matapat! Sapagkat ang katapatan ay naghahatid tungo sa kabutihan. At ang kabutihan ay naggagabay patungo sa Paraiso. Mananatili ang isang tao sa pagiging matapat at kanyang hinahangad ito hanggang sa ipasulat ni Allah na siya ay isang napaka-matapat. At huwag magsinungaling! Sapagkat ang kasinungalingan ay naghahatid tungo sa kasamaan. At ang kasamaan ay naghahantong papuntang Impiyerno. Mananatili ang isang tao sa kanyang pagsisinungaling at sinasadya ang kasinungalingan hanggang sa ipasulat ni Allah na siya ay isang napakasinungaling*"** Isinalaysay ni Muslim

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu Abdurrahman Abdullah bin Mas'ood*, isa sa mga unang yumakap sa Islam. Isa rin siya sa mga dakila at pantas ng mga *Sahabah*. Naisa-ulo niya ang 70 kabanata ng Qur'an mula mismo sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم). Siya ay namatay sa Madinah noong ika-32 taon ng Hijrah sa gulang na 60 taon – nawa ay kalugdan siya ni Allah.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Sinumang naghahangad ng katapatan at katotohanan sa pagsasalita, siya ay magkakaroon ng likas na ganitong kaugalian. Gayundin, sinuman ang nagsasadya ng kasinungalingan at kanyang hinahangad ito, siya ay magkakaroon ng likas na ganitong kaugalian. At tunay na sa pamamagitan ng pagsasanay at paggawa ay mananatili ang mga katangian ng kabutihan o kasamaan.

Ang naturang Hadeeth ay katunayan sa kadakilaan ng katapatan. Inihahatid nito ang may taglay nito tungo sa Paraiso. Gayundin, isa ring katunayan ito sa kapangitan ng kasinungalingan. Inihahatid naman nito ang may taglay nito patungo sa Impiyerno.

[6] صحيح مسلم : حديث رقم (6586)

**Mga Aral sa Hadeeth:**

1- Ang katapatan ay kabilang sa mga kapuri-puring mga asal na siyang masugid na itinagubilin ng Islam.
2- Kabilang sa patnubay ng Islam ang pagsasalita ng naa-ayon sa anumang nasa kalooban.
3- Ang katapatan ang pinakamainam na paraan para sa kaligtasan sa Mundong ito at sa Huling-Araw.
4- Ang mananampalatayang nagtataglay ng katapatan ay minamahal ni Allah at ng sangkatauhan.
5- Pagtuturo sa mga kaibigan na ang katapatan ay landas ng kaligtasan..
6- Ang kasinungalingan ay masamang katangian na ipinagbawal ng Islam.
8- Pagbibigay ng babala sa sinumang sinungaling.
9- Ang kasinungalingan ay landas na naghahatid papuntang Impiyerno.

# HADEETH 7: KAPAKINABANGAN NG *SALAAM* AT PAG-UTOS SA PAGPAPALAGANAP NITO

عن عبدِ اللّهِ بنِ عَمْرٍو أنّ رَجُلاً سَأل رسولَ اللّهِ صلى الله عليه وسلم: أَيّ الإِسْلامِ خَيرٌ؟ قال: ((تُطْعِمُ الطّعامَ وَتَقْرَأُ السّلامَ عَلَى مَنْ عَرَفْتَ وَمَنْ لم تَعْرِفْ)) رواه البخاري[7]

**Mula kay *Abdullah bin 'Amr* (Raa) siya ay nagturan: Isang lalaki ay nagtanong sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم): Ano ang pinakamainam sa Islam? Siya (صلى الله عليه سلم) ay nagsabi: *"Magpakain (ng pagkain) sa kapwa at bumati ng Salaam sa kakilala mo man at hindi."*** Isinalaysay ni Al-Bukhary

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abdullah bin Am'r bin Al-Aas bin Waa-il As-Sahamie Al-Qurashi*. Nagtatagpo ang kanyang angkan at ng Propeta (صلى الله عليه سلم) sa kanyang ninunong si *Kaab bin Loay*. Isa siya sa mga unang yumakap sa Islam. Siya ay nakapag-ulat ng napakaraming Hadeeth.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ang *Salaam* ay isa sa mga pangalan ni Allah. Samakatuwid, ang pagsabi ng ***''As-Salaamu Alaikum''*** ay nangangahulugan ng : ''kayo ay nasa pamamahala ni Allah.'' O kaya ay katulad ng: ''si Allah ay kasa-kasama ninyo'' o ''si Allah ay sumasabay sa inyo.'' Mayroon rin nagsasabi na ang *Salaam* ay nangangahulugan ng Kapayapaan. Ibig sabihin: ''Ang kapayapaan ni Allah ay mapasa-inyo.'' At ang pinaka-maigsing *Salaam* ay ang pagsabi ng ***''As-Salaamu Alaikum,''*** na kahit na ang binati ng *Salaam* ay nag-iisa, dahil ito ay mapapasa-kanya at sa kanyang mga Anghel. At ang pinakabuo nito ay ang pagdugtong ng mga katagang : ***''wa rahmatullaahi wa baraakatuhu.''*** Kapag nag-iisa ang binati ng *Salaam*, obligadong sagutin siya ng taong ito (sa pamamagitan ng pagsasabi ng: ***''wa 'alaykumus salaam,''*** at kapag ang binati ng *Salaam* ang isang grupo, samakatuwid ang pagsagot dito ay tungkulin ng ilan sa kanila.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Ang *Salaam* ay *Sunnah* (kanais-nais subalit hindi obligado), datapwat ang pagsagot dito ay *Wajib* (obligado).
2- Ang magandang umaga o magandang hapon ay hindi lehitimong pagbati sa Islam.
3- Pag-uutos sa pagbati ng *Salaam* sa kakilala man o hindi.
4- Maaaring bumati ng *Salaam* sa pamamagitan ng hudyat (kamay) kasabay ng pag-usal sa *Salaam* (kapag ang iyong binati ay di ka ito naririnig).
5- Ang pang-unang salita sa pakikipag-usap sa telepono ay ang *Salaam*.
6- Pagsasabi ng *Salaam* kapag lumisan sa pagtitipon.
7- Pag-aanyaya sa pagpapakain at pagpapalaganap ng *Salaam*.

---

[7] صحيح البخاري : حديث رقم (28)

## HADEETH 8:
## MGA KAGANDAHANG-ASAL SA PAGGAMIT NG PALIKURAN

عـن أنـس بـن مالـك رضـي الله عنـه قـال: **كـان النبـي** صـلى الله عليـه وسـلم **إذا دخـلَ الخلاء قال: اللهمّ إني أعوذ بك منَ الخُبثِ والخبائث»**. رواه البخاري[8]

**Mula kay *Anas bin Malik* (Raa) siya ay nagsabi: Kapag ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay pumasok ng palikuran, siya ay nagsabi: *"Allahumma Audhu minal Khub-thi Wal Khaba-ith" (O Allah, ako ay nagpapakupkop sa iyo laban sa mga lalaki at mga babaeng demonyo*)**.
Isinalaysay ni Al Bukhary

## HADEETH 9:

عن عائشةَ رضي الله عنها **أنّ النبيّ** صلى الله عليه وسلم **كانَ إذا خَرَجَ مِنَ الخلاءِ قالَ: ((غُفْرَانَكَ))** رواه الترمذي وغيره[9]

**Mula kay *'A'ishah* (Raa) siya ay nagturan: Tunay na ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) kapag siya ay lumabas mula sa palikuran, siya ay nagsabi: *"Ghufraanaka, (Hangad ko ang Iyong kapatawaran*)**. Isinalaysay ni At-Tirmidhiy at iba pang mga pantas ng Hadeeth.

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *'A'ishah binti Abu Bakar As-Siddeeq* (Raa) asawa ng Sugo (صلى الله عليه وسلم). Siya ay isang *Faqeehah* (babaing may malalim na kaalaman sa mga batas ng Islam). Siya ay maraming naiulat na mga Hadeeth.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Itinatagubilin ang pagsambit ng panalanging ito sa palikuran (pag-ihi o pagdumi) sa pagpasok pa lamang (unang hadeeth). At gayundin, itinatagubilin ito sa mga lugar na hindi sadyang inihanda para rito, kahit pa ang naturang Hadeeth ay nagsaad patungkol sa banyo o palikuran – sapagkat tunay na ito ay pinamumugaran ng mga demonyo.
Ayon sa lantad na kahulugan ng Hadeeth ni *Anas*, binibigkas ng Sugo (صلى الله عليه وسلم) ang panalanging ito, kaya't mainam na ihayag rin ang pagbigkas nito. Ayon naman sa Hadeeth ni *'A'ishah* nararapat na manalanginat hingin ang Kapatawaran ni Allah pagkatapos gumamit ng palikuran sapagkat maraming masasamang ideya ang maaaring sumagi sa isipan habang nasa loob ng palikuran. Gayundin, pansamantalang iiwan ang pag-alaala kay Allah habang nasa loob ng palikuran kaya't nararapat na humingi ng kapatawaran matapos ito.

[8] صحيح البخاري : حديث رقم (6084)
[9] جامع الترمذي : حديث رقم (7)

**Mga Aral sa Hadeeth:**

1- Kanais-nais sabihin ang: ***"allaahumma innee a’oodhu bika minal khubthi wal khabaa-ith"*** sa pagpasok sa palikuran.

2- Kanais-nais rin na unahin ang kaliwang paa sa pagpasok sa palikuram at ang kanan naman paglabas.

3- Makabubuti na magsabi ng ***"ghufraanak"*** sa paglabas mula sa palikuran.

4- Pagbabawal sa pagbanggit sa pangalan ni Allah sa loob ng palikuran.

5- Pagbabawal sa paggunita kay Allah sa loob ng palikuran.

# HADEETH 10:
# BABALA SA PAGKA-MAGAGALITIN

عن أبي هريرةَ رضيَ الله عنه **أنّ رجلاً قال للنبيّ صلى الله عليه وسلم: أوصِني.قال:**
**((لا تَغضَبْ))، فَرَدَّدَ مِراراً، قال: ((لا تَغضَبْ))** . رواه البخاري[10]

**Mula kay *Abu Hurayrah* (Raa) siya ay nagsabi: May isang lalaki na nagsabi sa Propeta (صلى الله عليه وسلم): "Pagpayuhan mo po ako." Siya (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Huwag kang magalit."* At inulit pa ito nang ilang beses. Siya ay nagsabi صلى الله عليه وسلم : *"Huwag kang magalit."***
Isinalaysay ni Al Bukhary

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan hinggil sa pagbabawal sa pagka-magagalitin at pag-iwas sa mga dahilan ng pagka-poot. Binigyang-diin niya (صلى الله عليه وسلم) ang salitang ito, sapagkat ang taong nagtatanong ay magagalitin. Naging kaugalian ng Sugo (صلى الله عليه وسلم) sa kanyang pagbibigay ng aral sa bawat isa batay sa kung ano ang higit na nakakabuti sa kanya. Pinagsama ng Sugo (صلى الله عليه وسلم) ayon sa kanyang salita na *"huwag kang magalit"* ang kabutihan sa Mundo at Kabilang-Buhay. Sapagkat, ang pagkapoot ay nauuwi sa pagputol sa ugnayan sa isa't isa at pumipigil sa kabaitan. Nauuwi rin ito sa pag-abuso sa taong pinagagalitan na hindi naman karapat-dapat. Kaya nakapagbabawas iyon ng kanyang Pananampalataya.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Ipinagbabawal ng Islam ang pagka-magalitin dahil ang bunga nito ay nakakapinsala.
2- Pag-iwas sa pagka-magalitin dahil ito ay mula kay Satanas.
3- Ang Muslim ay hindi nagtatanim ng galit sa iba nang hindi makatuwiran.
4- Ang kahinahunan at pagpapasensiya ay kabilang sa mga kapuri-puring katangian.
5- Sinumang magalit nang madalas ay madalas ding nagsisisi.

[10] صحيح البخاري : حديث رقم (5888)

# HADEETH 11:
# ANG KAGANDAHANG-UGALI

**عن عبدِ اللهِ بن عمرو رضيَ اللهُ عنهما قال: لم يَكنِ النبيّ صلى الله عليه وسلم فاحِشاً ولا مُتفحّشاً، وكان يقول: (( إنّ مِن خيارِكم أحسنَكم أخلاقاً )) رواه البخاري**[11]

**Mula kay *'Abdullah bin 'Amr* (Raa) siya ay nagturan: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay hindi naging *faahish* (magaspang ang salita o pag-uugali), ni hindi siya naging *mutafahhish* (masagwa o mahalay sa iba). At kanyang sinasabi: *"Ang pinakamainam sa inyo ay yaong higit na mabuti ang kaugalian."*** Isinalaysay ni Al Bukhary

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan sa kagandahang-ugali ng Propeta (صلى الله عليه وسلم), at tunay na siya ay hindi naging isang *faahish*, ni naging *mutafahhish*.
* Ang ***Fuhsh***: lahat ng bagay na humihigit sa sariling hangganan hanggang sa naging masamang-masama ito. Napapaloob rito ang salita, gawa at o katangian.
* Ang ***Faahish***: mahilig magsalita ng *fuhsh* (magaspang ang salita o pag-uugali).
* Ang ***Mutafahhish***: gumagawa ng *fuhsh* upang patawanin ang mga tao (masagwa o mahalay sa iba).
Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *''Katotohanan, si Allah ay hindi nagmamahal sa lahat ng Faahish na Mutafahhish.''*

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Kadakilaan ng mga alituntunin ng Islam. Inaanyayahan nito ang mga Muslim na magkamit ng marangal na kaugalian. Halimbawa nito: pagpigil sa pamiminsala, pagharap sa mga tao nang nakangiti, at pagsusumikap sa paggawa ng kabutihan.
2- Pagtatagubilin sa pagpapanatili ng marangal na kaugalian at ang pag-iwas sa mga kaaba-abang kaugalian.
3- Ang mabuting pag-uugali ay nagpapalapit sa kinalalagyang antas ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) sa Araw ng Pagbangong-Muli.
4- Ang paggalang sa mga Muslim at mabuting pakikitungo sa kanila ay kabilang sa magandang pag-uugali.
5- Sinumang magtaglay ng magagandang mga kaugalian ay makamtan ang pag-ibig ni Allah.
6- Ang pinakamainam sa Sangkatauhan ay yaong may pinakamagandang pag-uugali.

[11] صحيح البخاري : حديث رقم (3419)

# HADEETH 12:
# KALUWAGAN AT PAGPAPATAWAD

عن عائشةَ رضيَ اللهُ عنها أنها قالت: ((ما خُيّرَ رسولُ اللهِ صلى الله عليه وسلم بينَ أمرين إلا أخذَ أيسَرَهما ما لم يكن إِثماً، فإِن كان إِثماً كان أبعدَ الناسِ منه, وما انتقم رسولُ اللهِ صلى الله عليه وسلم لنفسهِ إلاّ أن تُنْتهَكَ حُرمةُ اللهِ فيَنَتقِمَ للّه بها)) رواه البخاري[12]

**Mula kay *'A'ishah* (Raa) siya ay nagturan: Hindi pinapili ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) sa pagitan ng dalawang bagay maliban na kanyang kinukuha ang pinaka-madali sa mga ito – kung hindi naman ito kasalanan. At kung ito ay isang kasalanan, siya ang higit na malayo mula rito sa Sangkatauhan (pinipili niya ang kabutihan). At hindi naghiganti ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) para sa kanyang sarili, maliban kung nalalapastangan ang karapatan ni Allah – magkagayon siya ay naghihiganti rito para kay Allah.** Isinalaysay ni Al Bukhary

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan sa kaluwagan at pagpapatawad sa Islam. Gayundin, hindi pinapili ng Propeta (صلى الله عليه وسلم) mula sa dalawang bagay sa mga karangyahan ng Mundo – maliban na kanyang kinukuha ang pinakamadali rito. At iyon ay kung ang pinakamadali ay hindi isang kasalanan. Magkagayo'y ang kanyang pinipili ay ang tumpak. Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay hindi naghihiganti para sa kanyang sarili – katulad ng pagpatawad niya sa isang arabong *beduin* na nagkamaling naitaas ang boses sa harap niya (صلى الله عليه وسلم), at sa isang lalaking humila sa kanyang balabal hanggang sa magmarka ito sa kanyang leeg. Ito ay nagpapatunay sa kanyang pagpapatawad, maliban lamang kapag mga karapatan ni Allah ang nalabag.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Nararapat na piliin sa bagay-bagay ang mas madali rito. Subalit kung dapat pumili sa pagitan ng kabutihan at kasalanan – nararapat na piliin lamang ang kabutihan.
2- Ang Islam ay pananampalatayang maluwag at mapagpatawad.
3- Ang pagpapatawad ay dahilan ng pagkakalapit ng mga kalooban at pagkakapatiran ng mga Muslim.
4- Paggaya sa Sugo (صلى الله عليه وسلم) sa kanyang pagpapatawad, pagpapawalang-sala, at katatagan.
5- Ang Muslim na nagpapatawad ay nagtatamo ng dakilang gantimpala mula kay Allah.
6- Ang pagpapatawad ay nagaganap sa mga karapatang personal subalit hindi sa mga karapatan ni Allah.
7- Ang pagpapatawad ay hindi bahagi ng kahinaan o kawalang-kakayahan, bagkus ito ay gawain upang magtamo ng gantimpala.
8- Pag-imik sa masasamang mga gawain ay hindi napaloloob sa pagpapatawad.

[12] صحيح البخاري : حديث رقم (5898)

## HADEETH 13:
## NAIDUDULOT NA BAKAS NG MGA KAIBIGAN

عن أبي موسى الأشعري رضي الله عنه قال: قال رسول الله صلى الله عليه وسلم : ((إنما مَثَلُ الجَليسِ الصالحِ والسّوءِ كحاملِ المسكِ ونافخ الكِير، فحاملُ المِسكِ إمّا أن يُحذِيَك، وإمّا أن تَبتاعَ منهُ، وإمّا أن تجِدَ منه ريحاً طيّبةً. ونافخُ الكِير إمّا أن يَحرِقَ ثيابك، وإمّا أن تجِدَ ريحاً خَبيثةً)) رواه البخاري[13]

**Mula kay *Abi Musa Al-Ash'ariy* (Raa) siya ay nagsabi: Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم):**
***"Ang tanging halimbawa ng mabuting kaibigan at masama ay tulad ng nagdadala ng Musk (pabango) at ng humhiihip ng pugon. Ang nagdadala ng Musk – maaring mabigyan ka niya nito, o bumili ka nito mula sa kanya, o maaring makakatagpo ka sa kanya ng humahalimuyak. Samantalang ang humihihip ng pugon – maaring sunugin nito ang iyong kasuotan o maaring makakatagpo ka ng mabahong amoy."*** Isinalaysay ni Al-Bukhary

**Nag-ulat ng Hadeeth:**
Siya si *Abu Musa Abdullah bin Qais bin Saleem Al Ash-ariy*, isang tanyag na *Sahaba*. Siya nanungkulan bilang tagapamahala sa lugar ng *Koofah*. Siya ay namatay noong ika-50 taon sa Hijrah.

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan na ang pakikihalubilo sa mga mabubuting tao at may marangal na kaugalian ay may naiidulot na magandang bakas sa tao. Ang bawat magkaparis ay bagay na hinahalintularan. At ang kasalungat nito – ay ang pakikihalubilo sa mga walang-dangal at masasama na nagiging dahilan ng pagiging masama ng tao. At tunay na ang Sugo (*صلى الله عليه وسلم*) ay nagbigay ng dalawang maliwanag na halimbawa upang maipaliwanag iyon.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Pagpapahalaga ng Islam sa pagpa-paalaala sa mga kabataaan na makihalubilo sa mga mabubuting tao.
2- Ang tao ay nahihikayat ng kanyang kaibigan – maging sa kabutihan man o kasamaan.
3- Pagiging masigasig sa pakikisama sa mga mabubuting kaibigan.
4- Isa sa mga kapakinabangan ng pakikisama sa mga matutuwid ay ang pagtulong sa kanila sa paggabay sa tao sa kabutihan at pagbabala sa kasamaan.
5- Ang Muslim ay sadyang umiiwas sa pakikipagkaibigan sa mga may masasamang asal tulad ng mga umiiwan sa *Salaah* (pagdarasal), naninigarilyo, at mga gumagawa ng masasamang gawain.

[13] صحيح البخاري : حديث رقم (5330)

## HADEETH 14:
## PAGPIGIL SA DILA AT KAMAY SA PAGLABAG SA KATARUNGAN

عن أبي موسى الأشعري رضي اللّهُ عنهُ قال: **قلت: يا رسولَ اللّهِ، أيّ الإسلام أَفضلُ؟ قال: ((مَنْ سَلِمَ المسلمونَ مِنْ لِسانِهِ ويَدِهِ)).** رواه البخاري[14]

**Mula kay *Abi Musa Al-Ash'ariy* (Raa) siya ay nagsabi: Sinabi ko: O Sugo ni Allah! Ano ang pinakamainam sa Islam? Siya ay nagsabi: *"Sinuman na nakaligtas ang mga Muslim mula sa (kasamaan) ng kanyang dila at kamay".*** Isinalaysay ni Al Bukhary

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan tungkol sa pangangalaga sa dila. Sapagkat ang pangangalaga ng isang Muslim sa kanyang dila ay ang pagpigil sa pamiminsala sa kapatid na Muslim sa pamamagitan ng masasakit na salita – *nameemah* (paninirang-puri) o *gheebah* (pagsasalita sa likod ng kapatid ng mga bagay na hindi niya nagugustuhan kahit na ito ay katotohanan). Binigyang-diin ang dila sapagkat ito ang nagsasalaysay ng mga bagay na nasa kalooban ng isang tao.

At naglalaman din ito ng katunayan sa pangangalaga sa kamay. Sapagkat ang karamihan sa mga gawa ay nagaganap sa pamamagitan ng kamay. Binigyang-diin naman ang kamay mula sa ibang bahagi ng katawan dahil ito ay higit na kapaki-pakinabang. Ang pangangalaga sa mga kamay ay ang pagpigil rito sa masasamang gawain at pananakit. Gayundin, napaloloob rin dito ang pisikal na kamay – tulad ng pag-aabuso sa karapatan ng iba.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Huwag umabuso sa mga karapatan ng iba, maging ito man ay isang napakaliit na bagay.
2- Ang pinakamainam sa mga Muslim ay yaong sinumang ligtas ang mga kapatid na Muslim sa kanyang pamiminsala – sa salita man o gawa.
3- Huwag magmura ng sinumang tao.
4- Pagbanggit sa mga salitang kinamumuhian ng mga tao ay kabilang sa pamiminsala sa kanila.
5- Pag-iwas sa paghatid ng balita na siyang maging dahilan ng pagkakaroon ng alitan at pagkakahiwalay sa pagitan ng mga magkakaibigan.
6- Ang pag-iwas sa pagkuha ng anumang bagay mula sa mga tao ng walang pahintulot.

---
[14] صحيح البخاري : حديث رقم (11)

## HADEETH 15 :
## OBLIGASYON NA MAHALIN NG ISANG MUSLIM ANG KANYANG KAPATID

عن أنَسٍ رضي اللّهُ عنهُ **عن النبيّ** صلى الله عليه وسلم **قال:** ((**لا يُؤْمِنُ أَحدُكُمْ حتى يُحِبّ لأَخِيه ما يُحِبّ لِنَفْسِهِ**)) رواه البخاري[15]

**Mula kay *Anas* (Raa) siya ay nagturan: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Hindi lubos na nananampalataya ang isa sa inyo hangga't hindi niya minamahal sa kanyang kapatid (na Muslim) ang minamahal niya para sa kanyang sarili."*** Isinalaysay ni Al Bukhari

**Pangkalahatang Kahulugan ng Hadeeth:**
Ito ay katunayan sa pagka-obligado ng pagmamahal ng isang Muslim sa kanyang kapatid na Muslim. Ang ibig-sabihin dito ng pagmamahal ay "ang pagkiling sa anumang nagugustuhan ng nagmamahal." At ito'y maaring dahil sa kanyang kaanyuan gaya ng kagandahan ng hitsura o kilos. Maaari rin naman dahil sa kanyang personalidad gaya ng karangalan at ganap na katangian. Gayundin, maaari rin namang dahil sa kanyang kabutihan tulad ng pagtamo ng anumang pakikinabangan o pagpigil ng anumang kapinsalaan. Nararapat din niyang kagiliwan sa kanyang kapatid ang anumang bagay na nais niyang makamtan para sa kanyang sarili – maging ito ay man ay materyal o hindi materyal.

Ang lantad na kahulugan ng Hadeeth na ito ay ang pagtatagubilin ng pagkapantay-pantay at pag-uutos ng pagpapakumbaba. At hindi magaganap ang pagmamahal na ito, maliban kung iwasan ang pagka-mainggitin, hinanakit, poot, at pandadaya. Sapagkat ang lahat ng ito ay mga katangiang kaaba-aba.

**Mga Aral sa Hadeeth:**
1- Ang kabuuan ng Pananampalataya ng isang Muslim ay magiging ganap lamang sa pamamagitan ng pagmamahal niya sa kapwa Muslim tulad ng kanyang pagmamahal sa kanyang sarili. Gayundin, nararapat niyang kamuhian para sa kanila anumang kanyang kinamumuhian para sa kanyang sarili.
2- Ang pagka-mainggitin at pagkapoot ay isang dahilan sa pagbawas ng Pananampalataya.
3- Kabilang sa pagmamahal ng isang Muslim sa kanyang kapatid ay ang pagtuturo nito sa kanya sa lahat ng kabutihan at pagpigil sa kanya sa lahat ng uri ng pang-aapi.
4- Ang pag-iwas sa pagka-*"**Anaaniyyah**"* o paghahangad ng lahat ng bagay para sa iyong sariling kapakanan.

**Isinalin sa wikang Tagalog ni : Muhammad Taha Ali**
**الطبعة الثانية – مزيدة ومنقحة 1422/6/17 هـ**

**Sinuri at Isinaayos ni: 'Abdur Rasheed Vallena**
**1434/10/14هـ**

[15] صحيح البخاري : حديث رقم (13)